AUGUST 2010
FILIPINO MAGAZINE

# PAG-USAPAN PO NATIN !

ISSUE 25
مجلة لنتحاور ملحق مجلة البشرى باللغة الفلبينية - العدد الخامس والعشرون

ANG BUWAN NG WIKA

IPINAMIMIGAY NG LIBRE



# LibReng mga Pag-aaral sa KPC Center

## ARABIC & KUWAITI DIALECT
## READING QUR'AN WITH TAJWEED

**FOR REGISTRATION, CALL KPCCENTER**

Tel. 24712574 ext. 111 (women), 102 (men)






FILIPINO MAGAZINE
# PAG-USAPAN PO NATIN!

Chief Patron
Mohammad Ismail Al-Ansari
Editor
Ahmad Yusuf Abaya
Columnists:
Joselito Tabing
Joshua Barbas
uaya
Abdul Qadir Laja
Ust. Abubaidah Salud Satol
Ust. Marouf Baraguir Ali
Ust. Wahibie Tamama
Mailyn Rodriguez
Usta. Pahima Guiabal
Usta. Halima Mantawil

Review and Approval Committee
Ust. Marouf Baraguir Ali
Ust. Muslimin Palami Bhiruar
Bro. Muhammad F. Sumaway
Bro. Ahmad Yusuf Abaya
Usta. Halima Mantawil

Designer
Nader Bellal
PUBLISHED BY
KPCCCenter
Farwaniya, Block 1
Street 74 corner Street 72
Building 12
Phone (965) 24712574
Fax (965) 24712574 (102)
Hotline: 97802777
www.kpccenter.com
www.pagusapan.com

Khalid Abdullah Al-Sabea
General Director
Shk. Abdulhadie Gumander
Executive Director
Ust. Marouf Baraguir Ali
Assistant Executive Director
Men Section
Usta. Halima Mantawil
Assistant Executive Director
Women Section

IPC







*Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang monthly publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng maiinam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ang KPCCenter ay bumabatay sa mga katuruan, mga kahalagahan, at mga kaugaliang pang-Islam. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat ng mga relihiyon at mga sektor upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.*

*Ang mga nilalaman, pananaw at mga opinyong nailathala sa magazine na ito ay di kailangang kumatawan ng KPCCenter, kahit pa ito ay isinulat ng isang empleyado nito. Ang lahat ng pagsisikap ay ginagawa upang maiwasan ang pagkakamali sa mga impormasyong nilalaman ng mga artikulo, ngunit, walang pananagutan kahit anuman ang maaaring ipagpalagay sa magazine na ito o sa tagapaglathala nito, ang KPCCenter.*

*Para sa mga komento at mga katanungan, magpadala ng e-mail sa:*

pagusapan@gmail.com

# ANONG MERON SA BUWAN NG

# AGOSTO

*Agosto ang* **ikawalong buwan** *sa kelendaryong Gregoryan. Mayroon itong 30 araw ayon sa pagkatakda ni Caesar Augustus kung kanino ipinangalan ang buwan na ito.*

**Agosto 11** *sa taong ito, ang* **Ramadan** *ay magsimula. Ito ay isang kaganapang pang-relihiyon ng mga Muslim na nagaganap tuwing ika-siyam na buwan sa kalendaryong Islam, kung saan naihayag ang Qur'an. Ito ang panahon ng pag-aayuno na iniiwasan ang pagkain at pag-inom ng tubig mula bukang-liwayway hanggang takip-silim. Ang pag-aayuno ay ginagawa para maturuan ang isang tao na magsakripisyo, magpakakumbaba, at maging mapaghintay. Ito ay ginagawa para sa Diyos, at pagdasal ng mas marami kumpara sa dati. Ito'y panahon kung saan humihingi ng patawad para sa kanilang mga kasalanan ang mga muslim, dasal para sa kanilang kaligtasan at para malayo ang masamang espirito sa araw-araw na buhay at sinusubukang rin nilang malinis ang kanilang sarili sa pamamagitan ng disiplina at kawang gawa.*

*Ang Pista ng* **Kadayawan sa Dabaw** *ay isang linggong selebrasyon ng pasasalamat para sa masaganang ani. Ito ay ipinagdiriwang tuwing ikatlong linggo ng Agosto sa Lungsod ng Davao. Ang salitang "Kadayawan" ay nagmula sa katutubong salitang "dayao" na ang ibig sabihin ay "madayaw" – isang ekspresyon na ginagamit din upang ipaliwanag ang mga bagay na mahalaga, maganda, mabuti at kapaki-pakinabang. Sa Mandaya, ito ay tumutukoy sa isang magandang bagay na nagdadala ng suwerte.*

*Ang* **Linggo ng Pagpapasuso** *ay isang selebrasyon na isinasagawa tuwing unang linggo ng buwan ng Agosto. Ipinagdiriwang ito sa mahigit 120 bansa sa buong mundo upang hikayatin ang mamamayan sa mga benepisyong maibibigay ng mga ina sa pamamagitan nang pagpapasuso sa kanilang mga sanggol tungo sa kanilang kalusugan at maayos na paglaki. Ito ang ''Innocenti Declaration" na nilikha ng WHO at UNICEF noong August 1990 na naglalayong protektahan, suportahan at itaguyod ang ''breastfeeding". Ang layunin ng pagdiriwang ay upang mapuna ang mahalagang papel na ginagampanan nang pagpapasuso sa mga sanggol . Dagdag pa nito, layunin din ng pagdiriwang ang mapahalagahan ang pangangailangan ng bawat isa sa aktibong proteksiyon at suportahan ang pagpapasuso. Upang maipaalam sa mga ina, sa kumunidad at mga dalubhasa sa kalusugan, gobyerno, at medya kung paano susuportahan ang pagpapasuso na higit na kailangan ng mga lumalaking sanggol.*

*Ang* **Linggo ng Wika** *ay karaniwang ipinagdiriwang sa ika-19 ng Agosto. Ito ang kaarawan ni Pangulong Manuel L. Quezon, ang Ama ng Wikang Pambansa. Karaniwang nagkakaisa ang buong bansa sa okasyong ito. Binibigyang-diin ang pagmamahal sa ating wika. Pinahahalagahan at pinayayaman pa natin ito. Nakikiisa ang mga Pilipino sa paggamit ng Filipino sa pagpupulong, sa pagsulat, at sa talakayan. Marami paligsahan tuwing sasapit ang buwan ng Agosto. Ito'y mga patimpalak sa pagtula, pag-awit, at pagsusulat ng sanaysay sa wikang Filipino.*

*Ang* **Araw ng mga Bayani** *ay ipinagdiriwang tuwing Agosto 26 taun-taon. Nag-aalay ang mga Pilipino ng mga bulaklak para sa kanila. Pinahahalagahan sa araw na ito ang mga nagawa ng mga bayani para sa kalayaan at kapakanan ng bansa.*

*Agosto 19,* **Araw ng Lungsod Quezon**, *ipinagdiriwang ang pakakatatag nito.*

**Kamatayan**

*August 1, 1944, namatay si* **Manuel L. Quezon**, *unang pangulo ng Commonwealth ng Pilipinas, (Ipinanganak 1878).*

*August 21,1983, namatay si* **Benigno "Ninoy" Aquino, Jr.**, *Pilipinong politico*

*August 1, 2009, namatay si* **Corazon Aquino**, *ika-11 pangulo ng Republika ng Pilipinas (Ipinanganak 1933).*

*August 31, 2009, namatay si* **Eraño Manalo**, *ang Tagapamahalang Pangkalahatan ng Iglesia ni Cristo. (Ipinanganak 1925).*

**Pangyayari**

**August 3, 1914**, *Unang Digmaang Pandaigdig. Nagpahayag ng digmaan ang Alemanya laban sa Pransya.*

**August 6, 1945**, *Ikalawang Digmaang Pandaigdig; ang pagbomba ng atomic bomb sa Hiroshima sa bansang Hapon na pumatay ng pangkalahatang 200,000 katao, kasama ang 60,000 na namatay pagkatapos magkasakit sa radyasyon.*

**August 21, 1983** - *Pinunong oposisyon ng Pilipinas na si Benigno Aquino, Jr. ay pinaslang sa Paliparang Pandaigdig ng Ninoy Aquino.*

**August 2, 1990**, *sinukob ng Iraq ang Kuwait na nagbunga sa pakikipagsapalaran sa mga hukbong koalisyon ng Digmaan sa Golpo.*



# AGOSTO:
## BUWAN NG WIKANG PAMBANSA

*Ni Arthur P. Casanova*

*Ang buwan ng Agosto ay natatangi sapagkat ito ay ipinagdiriwang sa Pilipinas at tinaguriang "Buwan ng Wikang Pambansa". Ito ang panahong abala ang mga guro at mag-aaral sa paghahanda ng mga palatuntunan at iba't ibang gawaing magsusulong sa wikang Filipino. Iba't ibang timpalak ang inihanda ng mga palatuntunan at iba't ibang gawaing magsusulong sa wikang Filipino. Iba't ibang timpalak ang inihahanda tulad ng pagsulat ng tula, sanaysay, kuwento, dula at iba pang akdang pampanitikan. Sa buwan ding ito, binubuhay na muli ang mga katutubong tradisyon kaugnay sa paglinang ng wika tulad ng pagbasa ng tula, deklamasyon, sabayang bigkas, sining ng pagkukuwento, chamber theater, readers theater, Balagtasan at Batutian at pagtatanghal ng mga dula at katutubong sayaw at awit. Ito rin ang buwan ng pagbibigay-parangal sa mga Pilipinong nakapag-ambag sa intelektwalisasyon at modernisasyon ng wikang pambansa. Sa mga gawaing ito, nangunguna ang Komisyon sa Wikang Filipino at ang The National Commission on Culture and the Arts.*

*Layunin ng pagdiriwang ng Buwan ng Wikang Pambansa ang muling pagpapanariwa sa kahalagahan ng pagkakaroon ng isang wikang pambansang nagbubuklod sa lahat ng mga kultural na pamayanan sa Pilipinas. Bukod dito, layunin din nitong mapagyaman ng bawat mamamayang Pilipino ang paggamit ng Filipino bilang mabisang karanasan na mabubunsod sa pangangalaga ng kulturang Pilipino at pagyabong ng diwa bilang isang lahi.*

*Napakalaki ng papel na ginagampanan ng Filipino, ang wikang pambansa, sa pambansang kaunlaran. Nagsisilbi itong daluyan ng pag-uugnayan ng lahat ng mga Pilipino sa ating bansa at gayundin ng mga kababayan nating naninirahan at nagtatrabaho sa ibang bansa.*

*Ang wikang Filipino ang kaluluwa ng ating lahi. Panahon na ngayon ng impormasyon. Pagyamanin natin ang wikang pambansa na siyang magiging instrumento ng pagkauunawaan at paglaganap ng mga impormasyong makukuha sa mga telekomunikasyong tulad ng internet at cellphone. Isulong natin ang Filipino. Tumulong tayo sa paglinang at pagpapalaganap nito.*

*( Mula sa Liwayway Magazine, ang nangungunang lingguhang magasing pantahanan sa bansang Pilipinas. )*

# KADAYAWAN FESTIVAL, PINAG-IISA ANG TRI-PEOPLE NG MINDANAO

**NI VIRGINIA MELECIO-MARQUESO**



*Ang buwan ng Agosto ay buwan ng Kadayawan Festival sa Davao. Hinango mula sa katutubong salita ng "dayaw" na ang kahulugan ay mabuti. Ang Kadayawan ay nangangahulugan ng anumang bagay, tao, lugar, pangyayari na mabuti, maganda, kaakit-akit, kapaki-pakinabang at iba pang kasing kahulugan ng mabuti o maganda. Sa Kadayawan Festival ay nagkakatagpo-tagpo ang iba't-ibang lahi at kultura. Dito nagkikitakita ang tatlong uri ng tao na nakatira sa Mindanao – ang Lumad, Moro, at Kristiyano. Sila ang tinatawag na Tri-People of Mindanao. Ang mga Lumad na binubuo ng mga katutubong Bagobo, Ita, Mandaya, Mansaka, at marami pang iba, ay napatapon sa kabundukan at kagubatan noon pang 1280 nang dumating sa Mindanao ang mga Muslim na mangangalakal mula pa sa Saudi Arabia. Sila ang hindi yumakap sa Islam, ang relihiyon ng mga Muslim. Ang mga Moro ay nagmula rin sa Lumad. Sila ang mga katutubo na yumakap sa relihiyong Islam. Kinabibilangan ng mga Maranao, Tausug, Maguindanawon, Yakan, Samal, at marami pang iba, ay naniniwala na ang Mindanao ay hindi bahagi ng Pilipinas at nais nilang ibalik ito sa kanila. Ang mga Lumad naman ay naniniwala na ang mga lupain sa Mindanao ay pinagmamay-ari ng Diyos at hindi ng tao subalit may karapatan ang tao na linangin, gamitin at pakinabangan ang mga lupaing ito. Samantala, ang mga Kristiyano ay nagmumula rin sa mga Lumad na naging Kristiyano sa panahon ng pananakop ng mga Kastila sa ating bansa. Tulad ng ayaw sa Kristiyanismo, ang mga Lumad ay tumakas din sa kabundukan upang hindi mabinyagan sa Kristiyanismo. Sa paglipas ng panahon, dumating sa Mindanao ang mga Kristiyano mula sa Luzon at Visayas. Sila ang mga Tagalog, Ilokano, Kapampangan, Caviteno at iba pang taga-Luzon. Mula sa Visayas ay dumating ang mga Cebuano, Waray, Ilongo, Boholano, at iba pa. Sa kanilang paninirahan, sila rin ay may nararamdamang takot sa mga Moro at Lumad. Ngayon ay isinisigaw ng mga Lumad na igalang at bigyang-proteksyon ang kanilang mga ancestral land tulad ng mga Moro na humihiyaw ng self-determination at pagbabalik ng ancestral lands. Pinagbibintangan ang mga Kristiyano na nang-aagaw ng mga lupain. Ang sidhi ng mga hidwaan ay humantong sa maraming karahasan sa Mindanao at maging ang mga Lumad na mapayapang nanahanan sa kabundukan ay nadadamay sa mga hidwaang Moro at Kristiyano.*

*Ngunit sa Kadayawan Festival ay pansamantalang isinantabi ang mga hinanakit nila sa isa't-isa. Ang unang araw ng Kadayawan Festival ay ang pagsasama-sama ng Tri-People upang gisingin ang mga nahihimbing na mga Dabawenyo. Madaling-araw ito ginagawa, bitbit nila ang mga sulo at sa himig ng kanilang mga gong at kulintang, binabagtas nila ang mga kalye sa Davao upang ihudyat ang pagsisimula ng kadayawan Festival. Ang kasunod nito ay ang isang palatuntunan sa entablado ng Rizal Park na kung saan nag-aalay ng mga panalangin ang mga lider ng iba't-ibang grupo ng relihiyon kasama na rito ang mga Imam at Babaylan, ang mga paring Katoliko at mga pastor ng simbahang Protestante. Silang lahat ay sama-sama sa pagbibigay ng panalangin at pasasalamat sa masaganang ani na natatanggap ng mga mamamayan. Sa Indak Indak sa Kadalanan (Street Dancing) muli na namang nagkakasama ang Tri-People upang ilantad ang kagandahan ng kani-kanilang kultura na nakikita sa mga naggagandahang kasuotan at sayaw na katutubo, sa mga awit at tugtog ng mga natatanging instrument. Ang bawat indak, galaw ng kamay at paa ay nagpapahiwatig ng kwento ng pag-aalay sa Dakilang Lumikha na nagkakaloob ng mga biyaya at agos ng buhay. Ang matitingkad na kasuotan ng mga Moro ay sadyang ubod ng ganda, ganoon din ang mga kasuotan ng mga Lumad at Kristiyano na nakasuot pa rin sa mga katutubong kasuotan sa mga Moro at Lumad. At tuwang-tuwa sila sa mga ginagawa nila. Ang mga mensahe ng mga sayaw ay nagpapahiwatig ng misteryo at hiwaga ng mga kuwentong-bayan at alamat. Sadyang mayaman sa literature ang Tri-people. Ang buong lungsod ay naaaliw sa mga tugtog ng gong at kulintang at iba pang katutubong instrument na likha ng mga Lumad at Moro, kahanga-hanga ang mga singsing, pulseras at iba pang hikaw na nagpapatingkad sa kagandahan ng isang Mindanawon. Napakagandang tanawin na sanay pupukaw sa damdamin ng mga naghahasik ng karahasan at terorismo, kapayapaan ang nag-udyok sa Tri-People na makilahok sa mga ganitong selebrasyon. Mula pa sa pagpili ng Mutya sa kadayawan, mga katutubo ang binibigyang-halaga . Bagamat may pag-aalinlangan sa isa't-isa ay nagsasama at nagkakapit-kamay upang sabay na paunlarin ang kabuhayan. Sila ay sama-sama sa pagpupunla ng kapayapaan para sa buong Kamindanawan. Wala nga namang mabigat na dahilan upang sila ay mag-away-away sapagkat kung tutuusin, iisa ang lahing pinanggalingan nila, iisa ang kanilang mga ninuno at sila ay sumasamba sa parehong Diyos na may iba't-ibang pangalan. Higit sa lahat, silang lahat ay nakatira sa iisang lugar at anuman ang mangyayari at kahihinatnan, sila-sila pa rin ang sama-samang lulutas sa mga problemang kahaharapin. Sila-sila pa rin ang kapit-kamay dahil silang lahat ay mapagmahal sa kapayapaan. Pagkakaisa sa pagkakaiba. Ganito ang dulot ng Kadayawan Festival sa Davao City. Madayaw Davao!*

*(Ang may-akda ay isang guro sa Araling Panlipunan at nagtuturo sa Davao City National High School. Nakatira sa Tugbok Districk Davao City. Nakapag-ambag na rin ng mga kuwento at artikulo sa Bisaya magasin. Kabilang siya sa labinlimang guro na nagtuturo ng Peace Education sa mga mag-aaral sa hayskul at nasa pagtangkilik ng AFIRM o Alternative Forum for Research in Mindanao, isang non-profit, non-government organization na naglalayong makamit ang kapayapaan sa Mindanao.) Source: Liwayway Magazine*

# ANG PINAGMULÁN NG MGA WIKÀ NG FILIPINAS

*Sinu-sino ang mga dayuhang nagdalá ng ibá't ibáng wikà sa Filipinas? Iyán ang katanungan ng isáng panauhin dito sa Sarisari etc. Maraming lahì ang nagdalá ng kaní-kaniláng salitâ sa Filipinas noóng unang panahón, ngunit ang mga wikang dinatnán nilá sa Filipinas ay taál na Filipino.*

*Dati›y may teoryang ang tawag ay wave theory. Ayon sa wave theory, ang mga ninunò ng lahing Filipino ay dumayo sa Filipinas nang iláng ulit o waves ng pandarayuhan sa pamamagitan ng mga tuláy na lupà na nalantád dahil mas mababaw ang mga dagat noong panahón ng kalamigang pandaigdíg (Ice Age). Nanggaling daw silá sa Indonesia, Malaysia at ibá pang lugár. Libu-libong taón daw ang pagitan ng bawat panahón ng pandarayuhan. Diumanó'y itó raw ang sanhî kung bakit may mga Ita, Ifugáw at modernong Filipino sa Filipinas. Subalit ngayón ay hindî na tinátanggáp ang teoryang itó.*

*Ayon sa mga bagong pananaliksík sa larangan ng wikà (comparative linguistics, lexicostatistics), ang mga wikà ng ibá't ibáng grupo sa Filipinas ay masyadong magkakahawig kayâ hindî máaaring may iláng libong taón ang pagitan ng kaní-kaniláng pagdatíng. Makikita rin sa mga bagong ebidensyá sa larangan ng arkeolohiya na tulúy-tulóy at hindî paulit-ulit ang nagíng pandarayuhan sa Filipinas. May relasyón sa bawat isá ang mga wikà sa Filipinas. Ang pangalan ng pamilya ng mga wikang itó ay Austronesian o Malayo-Polynesian. Ang mga wikang Austronesian ay mga wikà mula sa mga pulô ng Southeast Asia hanggáng sa Easter Island na malapit sa South America.*

*Malamáng na ang unang mga taong nagsasalitâ ng íisáng wikang Austronesian ay dumatíng sa Filipinas mula sa hilagà (north) limáng libong taón na ang nakalipas. Nagkahiwá-hiwaláy silá at nagsikalat sa buóng kapuluán. Dahil sa habà ng panahón na nagkahiwaláy silá, untí-untíng nagbago ang kanilang pagsasalitâ. Dumatíng ang panahón na ang mga grupong itó ay hindî na nagkaintindihan. Ang ibig sabihin ay nagíng bago na ang mga wikà at pagsasalitâ ng ibá't ibáng grupo. Ito ang mga wikang kilala natin sa Filipinas ngayón tulad ng Ilokano, Tagalog, Cebuano at marami pang ibá. Ganitó rin ang nangyari sa ibáng mga bahagi ng Timog-Silangan tulad ng Malaysia at Indonesia. Nang simulán nilá ang pangangalakal sa mga pulô, nadalá rin nilá ang kaniláng mga bagong salitâ sa Filipinas - patí yaóng mga salitáng natutuhan nilá sa ibá pang mas malalayong bansá tulad ng India.*

*Mula noon hanggáng ngayón, ang mga Filipino, tulad ng lahát ng lahì sa daigdíg, ay nanghíhirám ng mga salitâ mulâ sa maraming dayuhang lahì. Masasabi nating patuloy na nagbabago ang mga wikà sa mundó dahil lahát tayo ay patuloy ang panghíhirám at paggamit ng mga bagong salitâ sa ating pangungusap. Bagamá't may mga wikang dayuhan na nagkaroón ng impluwensiyá sa paglagô ng mga wikang Filipino, ang Filipinas ay may sariling mga taál na wikà bago pa man itó nápuntahán ng mga dayuhan. (Paul Morrow, Sari-sari)*

MGA SOLONG NAKA-SURVIVE!

Ni Joshua Yusuf Barbas

# Ako Dito, Siya Doon! Last Part



*Mga mambabasa, ang ating hain ngayon sa artikulong ito ay talaga namang bihirang marinig at mabasa. Mga pangyayari na maaaring sa iba'y 'di ito agad paniniwalaan. "Kinaya mo?!" "Okey ka rin ah! Oh's, siguro nililihim mo lang!?" 'Di kame naniniwala na nakaya mo!" "Paano kaya 'yun, 'di mo 'man lang ti-n'ray? (try?)" "Baka naman iba type mo?" Ito ang iilan sa mga maririnig mo, kung ating ikekwento ang mga pangyayari ng mga tataguriang Survivor! Kasi, bakit? Sila ay ang mga itinuring na kakaiba kaysa sa mga kadalasang mga kababayang 'di kinaya na mangulila na lamang lagi at walang kaagapay o nagsusumamo sa tuwing may pangangailangan. Dito sa Kuwait ay bihira kang makakasalamuha ng naging solo sa mahabang panahon na wala man lang involvement sa isang tiyak na relasyon. Mostly kasi dito ay 'di makatagal at 'di talaga makayang mag-isa. Kaya 'nga kahanga-hanga at itinuturing silang kakaiba sa karamihan. Sila ang ating mga napiling mga bida sa ating serye ngayon, ang mga solong naka-survive. Ikaw kaya mo kaya ito?*

*Depende yan sa'iyo! Ito ang magiting na sagot ng ating unang naka-usap at nagbigay ng komento sa napili nating kwento, akma sa kanya ang ating hinahanap na halimbawa. Siya'y tumagal na sa Kuwait ng 15 taon at ibinuhos ang sarili sa pagiging focus lang sa goal, ang makaretiro at tuluyan nang makauwi sa Samar, at 2 taon na lamang at matatapos na sa Kolehiyo ang mga anak na nag-aaral. Kasa-kasama sa Mangaf ang kapatid na may munting negosyo at part time naman niya ito tuwing hapon dahil umaga hanggang hapon ang pasok niya sa opisina. Kaya para sa kanya, ginagawang madalas na busy ang sarili, kadalasan kasi dito pag may time kang extra 'yun ang dahilan kaya ka nagliliwaliw at dyan ka nagkakaroon ng chance na maghanap o magbigay ng oras sa relasyong sumisira naman sa tunay mong pamilya sa atin. Dagdag pa niya, "Makabago na ang panahon ngayon, ang pangungulila na malayo sa pamilya, ang solusyon dyan ay laging maglaan ng communication sa pamilya. May internet na gawing bantay sa bawat oras", ito ang sikreto ni kapatid na Kuya Miguel na tubong Rizal at ang pamilya ay nasa tribo ng mga Waray. " Si misis ay nanatili lamang sa aking isip at talagang ang goal at priority ko dito ay hindi ang kung anu-ano na magpapariwara sa aming tinataguyod na magandang pamilya. Sana mag-isip-isip muna bago tahakin ang gustong magkaroon ng temporary relationship dito. 'Di 'yon, maganda sa mga magagandang balak para sa pamilya at pagsusuporta sa mga kaanak sa Pilipinas." Hamon n'ya sa atin, "ano bang ang priority mo?" Tayo daw ang dapat sumagot nito.*

*Ikalawa sa ating napili ay kwento ng dating nandito ang asawa at solong anak, ngunit dahil 'di makaipon ng maayos at mag-aaral na rin ang unica – Iha nila, kaya tuluyan nang pinauwi at sa ngayon ay high school na ito sa Lucban, Quezon. At siya nama'y pinipilit na taunan ang pag-uwi sa 'Pinas para mapunan ang sobrang pangungulila sa asawa't anak. Nagtatrabaho bilang Mekaniko sa Shuwaikh at 8 years na rin sa kasalukuyang nag-iisa sa Hawally, ang 35 years old nating si Kuya Lito. Sa pagiging solo ang naging puhunan niya, kaya lalong nakapag-ipon at nakapag-pundar ng maliit na lupa sa probinsiya nila at sa kasalukuyan ay may 1 hektarya silang buwanang binabayaran at 1 taon na lamang, kanila na ang palayan at niyogang ito, na magandang negosyo nilang mag-asawa at magiging pamana na rin sa kanilang anak balang araw. " Masuwerte ako at masigasig ang aking asawa na panatilihin kami na malapit sa Maykapal. Dahil kung wala ka talagang tunay na takot sa Diyos ay malapit ka sa tukso dito. Nawa'y sikapin nating isaisip mabuti ang buhay ay iisa lang at kung ito'y kukunin na sa atin tayo ba ay handa, at papaano ang ating mga iiwanan. Handa na ba kayong mawala dito sa mundo? Pa'no na sila? ", dagdag niya.*

*12 years nang solo sa Kuwait at kasalukuyang ilang taon na ring namamasukan sa isang kilalang tindahang-Pinoy sa Maliyah, Kuwait City ang ating ikatlong bida na si Super Star Baby, ang aking ibinansag. Take note, dalaga pa rin at walang asawa sa atin ang Cebuanang taga-Bukidnon at isa sa ating mga masugid na suki sa ating magazine. Maraming salamat, sa kanyang mga ibinahagi sa ating napiling topic pagmamalaki niya na Survivor siya, marami talagang pagsubok dito at mga tukso sa pagiging saleslady na exposed siya talaga sa mga lalaki na umaaligid-aligid, minsan 'di ang ibinibenta n'yang mga kakanin na ang kanilang tinatanong kundi siya mismo kung pwedeng maging ka-close at higit pa dito. Pero syempre palaban itong ating bida, laging tameme ang mga nagtatangkang sirain ang pagiging loyal na yata ni sister na 'di muna tutukan ang mga relasyon, 'di naman siya sure kung seryoso ba ang mga tao dito about sa ganitong set-up. Ayaw kasi niyang matulad lang sa iba, na pang-Kuwait lang ang kwentong pag-ibig at matapos pag-uwi sa 'Pinas parang end contract na rin ang relationship. Para sa kanya focus sa priority ang kanyang ginugugol para*

*sa mga kapatid na pinapaaral ang mas gusto niyang intindihin kaysa sa anuman. " Oo, mahirap talaga ang solo, dagdag niya pero talagang maging dedicated sa reason, bakit tayo nasa abroad. Priority dapat buhayin ang pamilya, tulad kung nakatoka (o responsibilidad) ang pagpapaaral sa mga kapatid. 'Saka na ang ibang bagay, sitwasyon o anuman. Siguro darating na lang 'yang sinasabing relasyon sa tamang panahon para sa akin.*

*Pang-apat nating napili ay kwento ng taga-accommodation. Dito sa abroad suwerte mo kung ikaw ay may libreng flat na provided ng company mo. So, malaking budget na 'di mababawasan ng upa ang iyong buwanang sahod. Pero 'di ito naging dahilan para maging maayos na ang lahat. Mahirap talaga ang maka-survive bilang solo dito sa abroad, ito ang reaksyon ng kabayan nating si Carl, na namamasukan sa sikat na foodchain at taga-Kheitan. Noon laging kwentado na niya ang mga kikitaing sahod sa bawat buwan, ngayon nagkawindang-windang (nagkagulo) na ang mga sitwasyon 'di natupad ang una sanang plano na 4 or 5 years lang okey na. Pag' naka-ipon na, sibat na ng Kuwait (uuwi na, for good), pero dahil ang katwiran na malungkot daw sa accommodation, malayo sa saya at walang kapareha o katuwang sa buhay. Ayon, ang inuwian at ang bagong eksena ay 'di na madalas umuuwi sa tunay na bahay sa Kuwait, bagkus madalas may regular na siyang bahay at sinusuportahang bagong kapamilya. Tumakbo ang mahabang panahon bago ito pinangatawanan kaya ngayon dobleng responsibilidad na ang kapwa hawak ng ating Mr. Suabeng kababayang ito. 'Di batid ng pamilya niya sa 'Pinas na may pamilya na rin siya dito. Dobleng kayod, ito na lang ang pang-tapat n'ya sa mga dapat na gastusin, kaya madalang mang-umuwi sa atin dahil walang ipong pang-ticket pang-uwi sa 'Pinas, kailangang panindigan na walang mintis na suporta sa mga umaasa doon sa atin. Sa kasalukuyan balik-solo ulit ang eksena ng ating bida, pina-uwi na niya ang asawa at isang anak sa nakaraang amnesty dahil kapwa wala itong mga Iqamah o visa noon. " Hinay-hinay! " Ito ang kanyang payo sa mga baguhan, mahirap ang padalos-dalos, " 'di na pwedeng mabago pa o balikan ang mga panahon pag nagkamali. Kaya eto kailangan lagi dobleng kayod dito para sa dalawang tahanang aking nataguyod na malaking alalahanin at responsibilidad." Kaya kung mabisto man balang araw, sana'y maunawaan at matanggap na lamang ang kaniyang pagsasamo sa kapwa mga kapamilya doon sa atin para sa sitwasyon bunga ng pagkakamali niya noon. Tunay na mahirap isipin ito, pero ganun talaga walang haharap d'yan kundi siya rin. Ang sa atin siya'y handang maging halimbawa sa ating column, para pukawin ang isip ng iba, at payuhan na susundan n'yo pa ba ang yapak niya? Kung Oo, ang sagot mo, panindigan mo at gawin mo nang ihanda ang sarili at simulan ito sa tamang hakbang, kung hindi ang sagot paghandaan lalu ang sariling panindigan ang sinasabi baka 'di kayanin.*

*Maraming salamat sa lahat ng mga sumusubaybay ng ating serye buwan-buwan ng Maki-Alam, nawa'y nagustuhan ninyo ang naging salaysayin natin ngayon. Hintay lang po mga Kababayan baka kayo na sa susunod ang magiging kwento at bida dito. Abangan ang susunod nating lathalain tungkol sa Baqalah: Sari-sari Store sa Kuwait. Hanggang sa muli. Masalam!*



*TRIVIA:*
*Sa bansang Kuwait ay kilala ang Kuwait Towers, bilang isa sa pangunahing atraksyun sa bansa na matatagpuan sa Sharq, Kuwait City. Ito ay sinimulang binuksan sa pampubliko noon Marso, 1979. Tatlong matataas na towers ang mayroon nito, ang pinakamataas ay may 187 metrong taas, ang isa ay 145.8 metro taas, at ito ay idinesenyo nina Sune Lindström at Malene Björn.*
*Sa Pilipinas naman ay ang bantayog ni Dr. Jose Rizal, na matatagpuan sa Rizal Park o Luneta Park, lugar kung saan din binaril ang ating pambansang bayani noong Dec. 30, 1896, ang bantayog ay sinimulang itinayo noong kolonyal tayo ng mga Amerikano noong unang bahagi ng ika-20 siglo at natapos ito noong 1913, sa pamamagitan ng iskultor na Swiss na si Richard Kissling. Source: www.wikipedia.org*

# PAG-ARALAN ANG ARABIK

Ni Usta. Halima Mantawil, Asst. Executive Director, Women Section, KPCCenter

## Lesson 14

| Ang kahulugan sa Tagalog | Pagsasaling titik | Magkakasama na titik ng salitang Arabik | Magkakahiwalay na mga titik ng salitang Arabik |
|---|---|---|---|
| Sumainyo ang biyaya sa Ramadhan | Mubarak alaykumus shahr | مُبارَك عَليكم الشهر | مُ بَ ا رَ ك عَ لَ ي كُ ال شَ هـ ر |
| Marangal na buwan ng Ramadhan | Ramadhan kareem | رمضان كريم | رَ مِ ضِ ا ن كِ رِ ي مٌ |
| Nawa'y tanggapin Ni Allah ang inyong pagkamasunurin | Taqabbalahu taatakum | تقبل الله طاعتكم | تَ قَ بَ لَ ال هـ م طَ ا عَ تَ كُ م |
| Gayundin sa inyo ang mga mabuting gawa | Minna wa minkum salihal a'maal | منّا ومنكم صالح الأعمال | مِ نَّ ا و مِ ن ك م صَ ا لِ ح ال أَ ع م ا ل |
| Nawa'y ibalik sa inyo ang kapistahang ito. | Asaakum min awadih | عساكم من عواده | عَ سَ ا كُ م مِ ن عَ وَ ا دِ هِ |

## Lesson 15

| Ang kahulugan sa Tagalog | Pagsasaling titik | Magkakasama na titik ng salitang Arabik | Magkakahiwalay na mga titik ng salitang Arabik |
|---|---|---|---|
| Pagkain sa madaling araw | Suhur | سحور | سُ حُ و ر |
| Pagkain Pagkalubog ng Araw | Iftar | إفطار | إِ ف ط ا ر |
| Dasal sa gabi | Salatul Layl | صلاة القيام | صَ لاَ ةُ ا ل قِ يَ ا م |
| Pagbigay ng zakah para sa Ramadhan | Zakatul fitr | زَكاة الفطر | زَكَ ا ة ال ف ط ر |
| Dasal sa Eid | Salatul eid | صلاة العيد | صَ لاَ ةُ ال عِ ي د |

Para sa mga Filipinong nais mag-aral ng Arabik na LIBRE, tumawag lamang sa ating KPCCenter, 24712574 extention 111 sa mga babae, at extention 102 sa mga lalaki.

# Sa Kuta ng Santiago



*Ni AbdulQadir E. Laja*

*May isang lugar sa Maynila na kilala sa tawag na Intramuros. Ito ang pinakalumang distrito at napapaligiran ng mataas na pader. Sa isang bahagi ng Intramuros sa may bunganga ng Ilog Pasig, may isang Kuta na gawa sa ladrilyo (brick) at bato, ito ang Kuta ng Santiago (o Fort Santiago).*

*Ang Kuta ng Santiago ay kinuha sa pangalan ni Santiago de Vera, ang bumuo ng plano at nagpagawa ng kutang ito. Sa mga Kastila ang pangalang Santiago ay karapat dapat sa dahilang ang kanilang pambansang patron ay Santiago. Ngunit, ang unang nagpagawa ng kutang ito ay si Miguel Lopez de Legazpi, na yari naman sa troso at lupa noong 1571. Si Legazpi ang pinuno ng conquistadores (o mandirigma) mula Espanya sa panahon ng pananakop sa Maynila. Dito sa kutang ito si Legazpi namuhay at iba pang mga kasama at mga kawal.*

*Ang lugar na ito kung saan itinayo ang Kuta ng Santiago ay ang lugar din kung saan nakatayo noon ang Palasyo ni Rajah Sulayman. Sa kasaysayan ng ating bansa, si Rajah Sulayman ay ang huling Muslim Chieftain ng Maynila, bago ito tuluyang nasakop ng mga Kastila. Nagkaroon ng maraming labanan sa pagitan ni Legazpi at Sulayman. Pagkaraan ng isang taon, si Rajah Sulayman ay natalo dahil sa lakas ng suporta na galing pa ng Espanya. Dito sa panahong ito unang ginawa ang Kuta ng Santiago.*

*Noong Pangalawang Digmaang Pangdaigdig, ang Kuta ay lubhang nasira dahil ginamit ito ng Japanese Army bilang military base. Sa Kuta ng Santiago ay maraming Pilipino ang ibinilanggo, kasama ang mga babae, pinarusahan, ang iba nama'y pinatay. Dito rin sa Kuta ng Santiago sinulat ni Dr. Jose Rizal ang kanyang tulang " Mi Ultimo Adios" noong siya ay ibinilanggo dito nang 56 na araw, bago siya barilin ng Spanish-firing squad sa Bagumbayan (Luneta), sa umaga ng Disyembre 30, 1896.*



**MINDANAO: TUKLASIN NATIN**
Ni Ust. Abubaidah Salud Satol
Translator/News Editor
Ministry of Information
Kuwait



# Digmaan ng mga Muslim at mga Kastila

*Dalawang dahilan kung bakit nagkaroon ng digmaan. Una, gusto ng mga Kastila na sila ang maghari at sakupin ang lugar ng mga Muslim, pero mahal ng mga Muslim ang kanilang kalayaan at mas gugustuhin pa nilang mamatay kaysa maging alipin ng mga Kastila. Ikalawa, ninais ng mga kastila na magpahayag ng mensaheng pangrelihiyon sa pamamaraang hindi nagustuhan ng mga Muslim, kaya›t nag-alsa ang mga Muslim at ginamit ang kanilang kris at bolo para ipagtanggol ang Islam hangang sa huling sandali.*

*Maraming mga Datu na nagtanggol sa lupain ng Mindanao laban sa kasakiman ng mga manlulupig na Kastila. Si Sultan Pangiran na isang Tausog, ipinagtanggol niya ang lugar ng Zamboanga at Sulu. Napatay nina Datu Silungan at ang kanyang kapatid na si Datu Ubal ng Maguindanao si Kapitan Figueroa na isang Kastilang mananakop. Sa ginawang paglusob ng mga Kastila sa Mindanao, nakipaglaban sina Datu Sirungan ng Maguindanao at si Datu Buisan ng Lanao, ng isa ring maingat na paglusob. Nilusob nila ang Cebu, Negros at Panay at nabihag nila ang maraming Kristiyano at sila ay kanilang ginawang alagad. Si Datu Tagal ng Cotabato ay minsang sumalakay sa Leyte at Sorsogon upang iligtas ang mga mamamayan doon mula sa kaapihan ng mga Kastila. Daan–daang mga katutubo at mamamayan ang sumama sa kanya pabalik ng Cotabato, upang umiwas sa kalupitan ng mga Kastila at malayang makapagpatuloy sa kanilang buhay at pananampalataya. Si Sultan Kudarat ng Cotabato, ipinagtanggol niya ang buong Cotabato at Zamboangga at nakipag-alyansa sa mga Tausug upang labanan ang mga Kastila. Dahil sa lakas ng pwersa ng mga Kastila ay kanyang nilisan ang Lamitan at siya›y napilitang lumipat sa Iligan. Si Sultan Bungsu ng Zamboanga ay nakipaglaban sa mga mananakop ng buong giting at tapang. Nang ang kanyang asawa na si Pangiran Tuan Baloca ay nahuli ng mga Kastila, sinikap niyang maging maganda ang kanyang pakikidigma hanggang sa makuha niya ang Jolo noong taong 1645 sa mga kamay ng mga Kastila at iniutos niyang sirain ang kanilang mga garison na itinayo sa Zamboanga. Si Sultan Jamaluddin Al Alam at si Sultan Badruddin II ang nagpatuloy ng pakikidigma para protektahan ang Mindanao hanggang sa dumating ang mga taga-Britanya. Sa dahilang hindi malupig ng mga Kastila ang mga Muslim, sila ay napilitang lumagda ng kasunduang pang-kapayapaan at nagbayad ng buwis kay Jamaluddin at Badruddin. Si Datu Udtog Matalam ng Cotabato ay nagtatag ng Mindanao Independence Movement (MIM) upang ipagtanggol ang kaapihan ng mga mamamayang Moros. Siya rin ang pumatay kay Gobernador Emilio Terrero na isang Kastila, nang ito ay magtangkang lusubin ang hilagang bahagi ng Cotabato. Si Datu Ali ng Baloi, Lanao, napatay niya ang Gobernador ng Misamis na si Valeriano Weyler. Pinatay ng mga magigiting na Maranaw si Heneral Ramon Blanco sa huling pagsubok ng mga Kastila na sakupin ang Mindanao.*

*Maraming digmaan ang naganap sa Mindanao sa tangka ng mga Kastila na sakupin ang isla at gawing alipin ang mga mamamayan na gaya ng kanilang ginawa sa Luzon at Visayas. Ngunit sa kanilang kabiguan ay nanatili ang Mindanao sa kamay ng mga Sultan at sa ilalim ng batas-Islamiko.*



Ni. Muhammad Sumaway
Filipino Da'iyah
Secretary
Men Section, KPCCenter
Kuwait



# ANG 3RD KPCCENTER ISTIQBAL RAMADAN SYPOSIUM

*Naglunsad ang KPCCenter ng 3rd Symposium para sa pagsalubong sa buwan ng Ramadan, noong Biyernes, August 6, 2010 mula 5pm hanggang 9:30pm. Ang Programa ay sinimulan sa pagbigkas ng mga talata sa Banal na Qur'an na ginampanan ni Ustadz Datu Ali Amil. Ito ay sinundan ng isang pambungad na pananalita ng General Director ng KPCCenter, Khalid Abdullah Al-Sabea. Ang pinakayugto ng programa ay ang panayam ni Ust. Khalid Hanafie Mero patungkol sa "mga kabutihan ng Ramadan". Si Ust. Mero ay nagtapos ng College of Shari'ah sa Kuwait University, Master of Arts In Education at kasalukuyang nasa Doctorate Degree sa Notre Dame, Philippines. Siya ay dating Da'iyah ng Islam Presentation Committee Kuwait.*

*Ang ikalawang panayam ay ginampanan ni Ustadz Muhammad Alwahibie Tamama. Si Ust. Tamama ay nagtapos ng Shari'ah sa Madinah Islamic University at kasalukuyang Da'iyah ng KPCCenter men section.*

*Ang Representative ng Philippine Embassy na si Ust. Abdul Ghanie Abu Bakr ay nagbigay ng isang pampasiglang mensahe para sa lahat, mensaheng nagmula sa Kagalang-galang na Ambassador Shulan O. Primavera sapagkat ang huli ay hindi nakadalo sa programa dahil sa hindi inaasahang pagkakasabay ng isa pang programa na kanyang unang tinanggap na dadaluhan. Ang mensahe ng Kagalang-galang na Ambassador ay nagsasaad ng pagbati sa mga Pilipinong muslim sa pagsalubong sa buwan ng Ramadan at nabanggit ding siya ay nasasabik na muling makatagpo ang mga kapatirang Muslim na Pilipino dito sa Kuwait.*

*Isa rin sa mga Muslim Ulama mula sa Pilipinas, si Ust. Abdulwahab Muhammad Pak, nagtapos sa College of Da'wah sa Muhammad Bin Saud University sa Riyadh ang nagbigay ng mahalagang mensahe sa lahat na nagsabing ang isang tunay na sumasampalataya sa Diyos at gumagawa ng kabutihan at nag-anyaya sa iba para dito ay lalaging nasa pangangalaga ng Diyos at kanya ring ipinayo sa lahat ng mga may mabubuting kalooban na naglalaan ng kanilang kawanggawa para maitaguyod ang ganitong mga programa na kanilang paigtingin at gugulan ng wasto ang pagsasagawa nito upang manatiling nagkakaisa ang mga Muslim lalong-lalo na ang mga balik-islam na kung saan, marami sa kanilang ay kabilang sa mga nagsidalo sa programa.*

*Sinundan ang mga panayam ng pagsagot sa ibang mga katanungan mula sa mga nagsidalo at siyempre ay hindi nawawala ang regalo para sa mga mabubunot ang kanilang numero.*

*Bago natapos ang programa, dalawa sa mga panauhin na hindi muslim ang kusang loob na tumanggap at yumakap sa Islam at binigkas ang pagpapahayag ng pananampalataya sa harap ng lahat ng mga nagsidalo na pinangunahan ni Bro. Abdul Ghanie Abu Bakr.*

*At bilang pagtatapos ng Programa, ang Executive Director ng KPCCenter na si Ustadz Abdulhadir Gumander, isa rin sa mga Ustadz nagtapos sa College of Shari'ah sa Madinah AlMunawwarah ay nagbigay ng closing remarks para sa lahat, nagpasalamat siya sa mga nagsidalo sa programa lalong lalo na sa mga speakers at nagbigay rin ng magandang mensahe tungkol sa biyayang ipagkakaloob ng Allah sa mga nag-aayuno sa Ramadan, ito ay walang iba kundi ang kapatawaran ng mga kasalanan at ang pagpasok sa Paraiso sa pamamagitan ng ARRAYAN na siyang tanging pinto ng Paraiso na inilaan ng Allah para sa mga nag-aayuno. Ayon sa kanya, isa sa mga kawikaan ng Propeta ang nagsasabing: " Sinuman daw ang mag-ayuno sa Ramadan ng may buong pananampalataya at umaasa ng biyaya (mula Kay Allah), patatawarin Ni Allah sa kanya ang mga kasalanan na kanyang nagawa."*

*Tuluyang nagtapos ang programa sa pamamagitan ng mga picture takings at masaganang hapunan na inihanda ng KPCCenter para sa mga nagsidalo.*



# *Pangkarunungang Pagsusulit sa Buwan ng Ramadan 2010 ng KPCCenter*

*PANGALAN NG KALAHOK:* ____________________
*CONTACT NOS.* ____________________
*CIVIL ID NO.* ____________________
*ADDRESS:* ____________________

*Mga Kondisyon ng Quiz:*
*Ang Quiz na ito ay para sa mga Filipino dito lamang sa Kuwait, babae man o lalaki. Isang lahok lamang sa bawat isang pangalan. Ang lahat ng lahok na isusumite na may 25 na wastong sagot ay makakasama sa raffle. Isumite ang form na ito na may sagot na, sa tanggapan ng KPCCenter Farwaniya, or i-text ang inyong mga sagot (ex. 1a,2b,3c) sa 55539031 o sa email: pagusapan@gmail.com kasama ang kompletong pangalan ng kalahok, telephone number, civil ID number at address sa Kuwait. Ang mga mananalo ay aming tatawagan sa kani-kanilang mga telephone numbers, at ilalabas sa Kuwait Times Filipino Panorama. Ang Deadline sa pagsusumite ng inyong lahok ay sa ika-30 ng September 2010.*

*Bilogan ang Titik sa Tamang Sagot:*

**1. Ang Ramadan ay pang-ilang buwan sa Hijra Calendar?**
*a.8 b.7 c.9 d.10*

**2. Ang pag-aayuno ay pang-ilang haligi ng Islam?**
*a.5 b.6 c.4 d.10*

**3. Ano ang tamang pagbatayan sa pag-uumpisa at pagtatapos ng Pag-aayuno sa Ramadan.**
*a. Calendar*
*b. Araw*
*c. Bituin*
*d. Buwan*

**4. Kabilang sa mga nakakasira sa pag-aayuno sa araw ng Ramadan.**
*a. pagtulog*
*b. pag-inom na nakalimutan*
*c. pagbasa ng Qura'n*
*d. pakiki-pagtalik*

**5. Anong Eid ang ipinag-diriwang ng mga Muslim pagkatapos ng Ramadan?**
*a. Eid ul-Adha b. Eid dul-Fitr*
*c. Eid Dul-Milad d. Eid ar-Ramadan*

**6. Kanino ipinahayag ang Banal na Qur'an?**
*a. Hesus b. Moises c. Abraham d. Muhammad*

**7. Si Propeta Muhammad ay isinugo sa mga_____?**
*a. Muslim lamang b. sa mga Arabo*
*c. sa mga taga Makkah d. buong sangkatauhan*

**8. Ang pagbuhay ng isang patay ay isang himalang ibinigay ng Allah kay Propetang _____?**
*a. Mohammad b. Abraham c. Hesus d. Moises*

**9. Ang pag-aaral tungkol sa halaman at hayop ay tinatawag na?**
*a. Physics b.Biology c.Chemistry*
*d. Science and Technology*

**10. Alin ang pinaka-malapit sa araw?**
*a. Mars b. Jupiter c. Venus d. Pluto*

**11. Ano ang capital ng bansang Kuwait?**
*a. Salmiya b. Fahaheel c. Kuwait d. Farwaniya*

**12. Aling shopping mall ang pinakamalaki dito sa Kuwait?**
*a. Lulu Hypermarket*
*b. 360 degrees Shopping Mall*
*c. The Avenues*
*d. Marina Mall*

**13. Saan matatagpuan ang isa sa palasyo ng Amir ng Kuwait?**
*a. Bayan b. Khaitan c. Farwaniya d. Salmiya*

**14. Saan matatagpuan ang pinaka-malaking Mosque dito sa Kuwait?**
*a. Fahaheel*
*b. Salmiya*
*c. Jahrah*
*d. Sharq*



**15. Saan matatagpuan ang Embahada ng Pilipinas dito sa Kuwait?**
*a. Hawally b. Salmiya c. Jabriya d. Kuwait City*

**16. Saan lugar sa Kuwait matatagpuan ang KPCCenter?**
*a. Fahaheel b. Amgara c. Salmiyah d.Farwaniya*

**17. Ilang taon na ang Kuwait Philippine Cultural Center?**
*a. isa b. dalawa c. tatlo d. apat*

**18. Ano ang pinaka hangarin ng Kuwait Philippine Cultural Center?**
*a. upang magpayaman b. upang magsikainan*
*c. upang tayo'y magtawanan d. upang tayo'y magkilalanan*

**19. Sino ang nag-design ng logo ng Kuwait Philippine Cultural Center?**
*a. Ahmad Yusop b. isang designing company sa Kuwait*
*c. Abdullah Tabing d. Abdullah Callo*

**20. Ano ang kompletong pangalan ng kasalukuyang presidente ng Pilipinas?**
*a. Benigno Simeon Cojuangco Aquino III*
*b. Benigno Simeon "Ninoy" Aquino, Jr.*

**21. Ano ang buwanang magazine ng KPCCenter?**
*a. The Filipino Magazine*
*b. Pag-usapan Po Natin!*
*c. Filipino Panorama*
*d. Al-Waseet Filipino Magazine*

**22. Ano ang sumisimbulo sa 3 bituin na makikita sa** *watawat ng Pilipinas?*
*a. Manila, Cebu, Davao*
*b. Batanggas, Cavite, Bataan*
*c. Luzon,Visayas, Mindanao*
*d. Marawi, Cotabato, Zamboangga*

**23. Sino ang "Ama ng Wikang Pilipino"**
*a. Jose Rizal*
*b. Andres Bonifacio*
*c. Manuel L. Quezon*
*d. Apolinario Mabini*

**24. Saan matatagpuan sa Pilipinas ang Chocolate Hills?**
*a. Davao b. Cebu c. Bohol d. Manila*

**25. Anong bundok ang pinaka-mataas sa Pilipinas?**
*a. Mayon b. Apo c. Pinatubo d. Makiling*

**26. Ano ang pambansang bulaklak ng Pilipinas?**
*a. Sampaguita b. Rosas c. Ilang-ilang*
*d. Gumamela*

**27. Ano ang pambansang laro ng Pilipinas?**
*a. Basketball b. Sipa c. Tumbang Preso*
*d. Karera ng Kalabaw*

**28. Ano ang pambansang ibon ng Pilipinas?**
*a. Maya b. Agila c. Kalapati*
*d. Batu-bato*

**29. Aling buwan ipinag-diriwang ang kalayaan ng Pilipinas?**
*a. July12*
*b. August 12*
*c. June 12*
*d. May 12*

**30. Sino ang bagong Ambassador ng Pilipinas sa bansang Kuwait?**
*a. Ambassador Shulan O. Primavera*
*b. Ambassador Ricardo M. Endaya*

***1st Price: Round-trip ticket to Philippines***

***2nd Price: One-way ticket to Philippines***

***3rd Price: Nokia N-Series Mobile***

***10 Consolation Prices: Home Appliances***

# BASA A MORO



*Inisulat ni Ust.Marouf Baraguir Ali*
*Da'iyah & Social Researcher*
*Asst. Executive Director, Men Section, KPCCenter*



*Ni Ust. Wahibie Tamama*
*Da'iyah & Cultural Field Worker, KPCCenter*
*E-mail: alwahibi@alnajat.com.kw*

*So Hadis a ikasapulo nando pat ( 14 )*

*14- nakabpon kanu wata a mama ni Mas-oud a naliliniyan sekanin nu Allah pidtalonin : pidtalo nu rasoolollah ( sinugo no Allah ) a nanget salkanin su limu nu Allah nando sagyahatra : ( dili kahalal so lugo nu taw a muslim yatabya na isa kanu trutiman : so nakadkaluma a taw ( nanggalbekin so galbek nu egkalumay ) a midsina ,endo ngiawa sa ngiawa ( taw a pembunon sabap sa kinabuno nin ) , endo so taw a mimurtad ( tinaligkudanin so agama ) a minitas siya kanu lumpukan ) .*

*Napanudtol ni AlBukharie nando si Muslim*

*So pangagi nando so balaguna a nakua kanu nan a hadis :*

*1. Di mapakay a patugan su lugo nu taw a muslim atawka bunon yatabya na amayka manggalbekin su isa kanu trutiman anan.*

*2. Niya sarat a kabuno kanu taw a midsina na amayka minukit sa kawing a usto ( bantang ) ulyan nin na nanggalbek nilan so galbek nu edtiwalaya .*

*3. Kailay kanu nan a hadis I kasla a kinapamarihala nu agama islam kanu taw .*

**بسم الله الرحمن الرحيم**

*Niya so Sumpat o Mga Bitiyala tano kano naipos a niya a ulan ulan ' so mga suled tano kano islam yanin ma'na so mga bai tano yaden pinaka mapia kanilan na KAPANGINGIZA , pantag ko agama islam, labi labi den so mga suled ami mga babae a siya pamengalbek sa walay dino plipatani so parangay a mapia endo so adat btad o mga tao siya ko peng galbekan enka' kailangan aden sabut enka ron endo tigker a mabager' sarta na katawan enka i ulawla o tao a dadseg rka labi labi den so i salakaw a lahi salakaw i bangsa nin,yaden pinaka mapia kano skitano a mga moro na apia endaw tano makatakna odi na makasangol na tatangiten tano so parangay a mpia, a namba i natagak o sinugo o Allah Taala..Mana so Mohammad (saw)*
*Bali sumpatan tano bo so niya a bitiyala sa mawma niya a Ulan Ulan insa Allah"*
*MAPIA SO BITIYARA TANO KANO NAIPOS ANIYA ULAN ULAN,PANTAG KANO KAWAGIB U MANISA" YABON MAPIA NA MALO TANO BON EMBABALINGANAN I KABATIA TANO LON" PARA TAKNA SA MAPIA SO ELMO O ALLAHO TAALA'KNA YABO KAPAG ELMO I MANGAY PAN SA MADRASAH, ATAW KA LUMIYO PAN SA INGED, SIYA SA UKIT A KAPA KIKINEG NA LALAN A KASAGEB KANO ELMO, ENDO PINAKA MALANGKAS SIYA SA UKIT A KATUNTAY, MANGAGAN ABNAR I KA SAVE O KATAW,PIDTARO O ALLAHO TAALA SIYA KANO ULIPENIN A MUSA NANGET SO SAGUIYAHATRA RKANIN,SIYA MATUN I AYATANIN SA SURATO TAHA 13,YANIN MA'NA TIGO ALLAHO TAALA* KANI ULIPENIN A MUSA(**قال الله تعالى : (وأنااخترتك فاستمع**
**لما يوحى** *saki na pinili ko ska, na pakikineg ka sa mapia ,yanin ma'na,,,ya kasasabutan tano san na amayka dili makikineg so tao sa mapia na di maka iring sa tidto tidto, endo di kataw, yaden mpia sa tao na magapas den"endo manunuriman den" labi labi den siya kano elmo o ALLAH, ka endo skanin tagumpay siya sa dunya labi den so ro sa A'kierat,*

# SO KAMBETADAN NO BABAY SA ISLAM

*Ni Usta. Pahima Guiabal*
*Da'iyah & Cultural Field Worker,*
*KPCCenter Women Section*

*Niya so sompat o bitiyala tano pantag kano kambetadano babay sa Islam.*
*Katawan tano a manga babay i sekitano na masla I kambetadan tano kano Agama Islam iganat den kano kinawma no pangahulo tano a Nabi Muhammad (sallallaho alayhi wasallam)*
*So mga babay na inenggan no Allaho taala sa pangkatan a mapulo,sabap sa siya kanilan pakabpon I kapakatindeg o Agama Islam kano mga babay a Saliha.sabap sa silan I pagampaganay a madrasa antaw ka guro no mga wata.*
*Endo so babay a mapia na pinaka mapiya a pananaguwan.yanin tanda na mana so kadatlo no Nabi tano Mohammad S.A.W.*

(قال رسول الله صلى الله عليه وسلم :ألمرأة الصالحة كنز من كنوز الخير)
*Pidtalo no Nabi Mohammad S.A.W.so babay a mapiya na pinaka mapiya a alkansiya.*
*Kagina ka mayto na dayt mambo salkitano I sabutan tano so mga mapya adat-betad a mabaloy a mangguman tano kano kabpaginetaw tano siya sa Dunya.Sabutan tano I sekitano a manga babay a minggungalan sa Muslimah atawka Mu>minah na aden a tuwangan no kabpaguyag-uyag tano a panduwan no Agama tano,di tano diyandin ka masampay tano siya ba so kapya kambetadan.*
*Aden isa a Hadith a pidtalo nin,so Dunya na kasangkapan na yaden pinaka mapiya kasangkapan na so babay a mapiya.yanin tanda na mana so kadtalo no nabi Muhammad Sallallaho alayhi wasallam.*

( قال رسو ل الله صلى الله عليه و سلم: ألدنيا متاع و خير متاعها ألمرأة ألصا لحة.
*Pidtalo no nabi Muhammad Sallallaho Alayhi Wasallam,so Dunya na kasangkapan na yaden mapiya kasangkapan na so babay a mapiya.*





# GARBANSOS

**Mga sangkap**:
*1 latang chick peas*
*1 kalabo ng bawang*
*2 kutsarang katas ng lemon*
*¼ tasang mantika ng aseytunas (olive oil)*
*½ kutsarang asin*
*1 kutsarang arina*

**Paraan ng pagluluto**:
*1. Patuyuin ang chick peas at ilagay sa haluan (mixer)*
*2. Ilagay ang iba pang mga sangkap at haluing mabuti ng may kaunting mantika.*
*3. Ilagay sa bandehadong pansilbi.*
*4. Pahiran ang ibabaw ng mantika at palamutihan ayon sa iyong panlasa.*





*Ni Sis. Um Ismael*

# PINIRITONG TALONG

**Mga Sangkap**:
*2 malalaking talong*
*1 katamtamang sibuyas*
*2 kalabong pinisang bawang*
*1½ tasang miga ng tinapay*
*2 kutsarang tinadtad na parsley*
*1 itlog*
*½ tasang kesong parmesan*
*¼ tasang puting harina*
*Asin, paminta*
*Mantika para pamprito*

**Paraan ng pagluluto**:
*1. Ilagay ang buong talong at sibuyas na hindi nabalatan sa direktang init. Ihawin hanggang maging malambot. Palamigin at balatan ang talong at sibuyas.*
*2. Hiwain ang talong ng kuwadrado. Alisin ang natitirang likido. Tadtarin ang laman ng talong at tadtarin ang sibuyas ng pinung-pino.*
*3. Haluin ang talong at sibuyas sa natitirang mga sangkap. Haluin ng maigi at iporma ng bilog-bilog. Takpan ng miga ng tinapay, iprito sa malalim at mainit na mantika hanggang maging kulay ginto. Patuluin at isilbing mainit.*

SARI-SARING KAALAMAN:

# Mabagal ba ang iyong computer?

*Ang isa sa mga pinakamalaking dahilan kung bakit ang iyong computer ay bumabagal ay dahil sa dami at halaga ng mga aplikasyon na iyong na-install. Ang lahat ng halaga ng aplikasyong ito ay tumaktabo habang ang kompyuter ay nag-startup. Magugulat kayo kung paano napapabagal nitong mga start-up items ang inyong system. Ngayon sa pamamagitan ng pagsunod ng ilang simpleng mga alituntunin, maaari mong panatilihin ang iyong kompyuter na tumakbo ng maayos. Ang artikulong ito ay tumatalakay kung paano gamitin ang mga kasangkapan na magagamit sa Windows 7, Vista, at XP Service Pack 3 (SP3) upang mas mahusay na mapanatili ang iyong kompyuter at pangalagaan ang inyong privacy kapag ikaw ay online na.*

*Narito ang mga hakbang kung paano mapabilis at mapaganda ang takbo ng inyong kompyuter.*

**Free up Disk Space**

*Ang Disk Cleanup tool ay tumutulong upang mapaganda ang takbo at pagganap ng inyong computer, ito ay tumutukoy ng mga files na pwedeng burahin at nagbibigay-daan upang ikaw ay makapag-pasya kung nais mong tanggalin ang ilan o lahat ng mga file na natukoy ng tool na ito.*

**Gamitin ang Disk Cleanup upang***:*

*Burahin o alisin ang mga pansamantalang Internet files.*
*Burahin o alisin ang mga program na nai-download(tulad ng Microsoft ActiveX Controls at Java Applets)*
*Burahin ang laman ng Recycle Bin*
*Burahin ang mga Windows temporary files such as error reports*
*Burahin ang mga files na hindi naman ginagamit.*
*Burahin ang mga aplikasyon na hindi na ginagamit.*

**Paano gamitin ang Disk Cleanup**

*1. Click Start, i-click All Programs, i-click Accesories, i-click ang System Tools, pagkatapos ay i-click ang Disk Cleanup. Kung may mga drives na available, kayo ay tatanungin ng kompyuter kung aling drive ang gusto niyong linisin.*
*2. Kapag ang Disk Cleanup ay tapos ng kalkulahin kung magkano ang puwang na maaaring linisin, pumunta sa Disk Cleanup dialog box, mag-scroll sa pamamagitan ng nilalaman ng listahan ng mga Files na buburahin.*
*3. Piliin ang mga files na nais burahin at i-click ang OK.*
*4. Para naman sa mga opsiyon, tulad ng pagtatanggal ng System Restore at Shadow copy files, i-click ang Clean up system files at i-click ang More Options tab.*
*5. Kapag ikaw ay tatanungin upang kumpirmahin na nais mong tanggalin ang mga tinukoy na file, i-click ang Yes.*
*6. Matapos ang ilang minuto, ang proseso ay matatapos at ang Disk Cleanup dialog box ay mawawala, at ang inyong kompyuter ay magiging malinis na at mas lalong gaganda ang performance.*

*(Abangan ang iba pang mga tips kung papano mapangalagaan ang inyong mga PC at Laptop. Ang bahaging ito ay hatid sa inyo ng CITC Computer Information Technology Centre, ang unang Filipinong akademiya ng computer sa Kuwait.)*

# MAGTAWANAN TAYO

(Kung natawa ka na noon, tawa na ulit ngayon…)



Ni Issa Mohammad Tragua
http://jokesko.blogspot.com
e-mail: jorgetragua@yahoo.com

*Letter from an OFW*
*Dear Anak,*
*Naipadala na namin 'yung P50,000 na pamabayad sa tuition mo sa second sem. Ipinagbili na 'yung kalabaw natin. Ang mahal pala ng Counter Strike na kurso! Wala na rin tayong baboy, naipagbili na rin namin para sa sinasabi mong project, ' yung Nokia N75. Anak ang mahal naman ng project mo!*
*Kasama na sa ipinadala namin 'yung baon mo para sa field trip sa Mall of Asia. Malayo ba 'yun? Bakit ang mahal din? Isinanla na namin 'yung palayan para mabili na 'yung instrumento mong Video iPod. Napailaw n'yo na ba 'yung pinagpupuyatan ninyong San Mig Lights? Sana mag-graduate ka na at nang makaraos tayo sa hirap at mabayaran ang mga utang at mabawi ang bukirin natin.*
*Love,*
*Tay & Nay*

*Letter to an OFW*
*Dad,*
*Thanks sa padala mo. Hapi si Nene kasi Tobleron baon n'ya sa skul. 'Yung Nike suot na ni Junior. Next time, huwag ka na magpadala ng NIVEA MILK. 'Di nila type kasi mapait daw.. ako tuloy ang umubos.*
*Love, Junior*

*curfew*
*pulis: lahat ng lalagpas ng 10pm na hindi pa nakakauwi sa inyong mga tirahan ay babarilin ko*
*pedro: 9:45pm palang bakit mo na binaril si juan?*
*pulis: alam ko kung saan sya nakatira ang layo pa nun di sya aabot.*
*sender: Dia Echavez Jamboy*

*holo! noonso nomon towon nong okong solfon ngonong poro nomon no lottor o? nogobo nomon sogoro no okong solfon? o ngonong notoos nomon no omo somod nogobo pod?*
*sender: Dia Echavez Jamboy*

*pare1: pare gumawa na sila willie revillame at manny villar ng sarili nilang noontime show mapapanood na sa abc5.*
*pare2: talaga? ok lang yun pareho naman silang loser! ano nga pala tittle ng kanilang show?*
*pare1: KAWAWA WE*
*sender: Dia Echavez Jamboy*

Mahalagang Mga Numero sa Telepono

EMERGENCY: 112, 1844777
CIVIL ID INFO: 1889988
FIRE BRIGADE: 100, 105
TRAFFIC VIOLATIONS: 198

AMBULANCE:
Central 24722000; Emergency 24765616; Adan 23940660, 23941455; Amiri 22422366; Dai'ya 22510854; Dasman 22419785; Fahaheel 23919089; Faiha'a 22553779; Farwaniya 24883000, 24725149; Jahra 24575448; Mubarak Al-Kabir 25311437; Nuwaisib 23950114; Sabah 24815000; Salmiya 25739011; Shuaiba 23261927

HOSPITALS:
Amiri Casualty 22450005; Al-Sabah 24812000, 24815000; Mubarak Al-Kabir 25312700 to 9; Farwaniya 24883000, 24888000; Adan 23940600; Ibn Sina 24840300; Al-Razi 24846000; Al-Jahra 24575300; Maternity 24848067; Allergy 24849252; Blood Bank 25336538; Burns Centre 24840300; Cancer Control Centre 24849100; Chest Deseases 24838990, 24849400; Drug Control 24837245; Infectious Diseases 24870351; Islamic Medicine Centre 24849000; Military 24729911; Opthalmology 24840300; Psychiatric Centre 24843900; Sulaibikhat Orthopedic 24874240

PRIVATE HOSPITALS:
Ahmadi 23985174; Mowasat 25711533; Dar Al Shifa 22423151; Salam 22533177, 25333254; British Medical Centre 23713100; Royal Hayat Hospital 25360000, 25360536

PRIVATE CLINICS:
International Clinic 25745111; Kuwait Clinic 25739277; Maidan 22450001

POLICE STATIONS:
Abu Halifa 23717656; Ahmadi 23980304; Bayan 25387762; Dasma 22531917; Fahaheel 23912959; Hawalli 22641116; Jabriya 25315855; Jleeb Shoyoukh 24311234; Kaifan 24832839; Qadsiya 22574386; Qurain 25423772; Sabah Al Salem 25517229; Salhiya 22427157; Salmiya 25726950; Sharq 22442466; Shuwaikh 24813726; Surra 25312220; Wafra 23810412;Waha 24557902

IMMIGRATION DEPARTMENT:
Farwaniya 24341770; Hawalli 25712637, 25712635; Jahra 24555600; Ahmadi 23986761;Mubarak Al-Kabir 25415071

EMBASSY:
Phil. Embassy- Jabriya, Kuwait 25329316, 25329317, 25329318; OWWA/POLO 25346507, 25346508

ISLAM PRESENTATION COMMITTEE (IPC):
Al-Mullah Saleh Kuwait 22444117; Salwa 25637900; Sharq 22418934, 22418917; Al-Rawda 22511301, 66944422; Salmiya 25733263, 66944422; Farwaniya-Kheitan 24735626, 99285459; Al-Manggaf 23723002, 99256165; Al-Jahra 24558830, 97509063; Aware Center 25335260, 25335280; TIES Center 25231015, 25231016, 97798222





# BENEPISYO NG SPINACH SA KALUSUGAN

*Natuklasan ng maraming mga nutritionists at mga dieticians na ang spinach ay tunay na isa sa mga pinaka-masustansiyang pagkain na maaari mong kainin. Ang spinach ay mababa sa calories, ngunit lubhang mataas sa bitamina, mineral at natural plant chemicals na mahalaga sa kalusugan ng isang tao.*

# Ang Pamanang Kuwaiti

"Butabailah (By Night)"

Sa panahon ng Ramadan, siya yaong gumigising sa mga tao sa madaling araw upang ipaalaala ang sohoor (light meal) bago magdasal ng Faj'r (morning prayer). Sa pamamagitan ng magandang tono, siya ay sumisigaw ng "La ilaha illalah, Mohamadar Rasolillah" (Walang diyos kundi ang Allah at si Mohammad ay Sugo ng Allah). Kasama ang iilan sa kanyang mga kaibigan, sila ay umiikot sa mga kabahayan, at madalas tumitigil sa harap ng mga bahay upang tanggapin ang inaalok na pagkaing espesyal para sa Ramadan tulad ng Harees, Tashreeb at Muhalabiyah.

Ipininta ni Ayoub Hussein Al-Ayoub, isang kilalang pintor sa bansang Kuwait. Mula sa aklat na pinamagatang The Kuwaiti Heritage.

